# 50 DAHILAN para ipagdiwang ang 50 TAON NG NDFP




## 48

**Matagumpay na inigpawan at iwinasto ng NDFP ang mga kahinaan at maling ideya na sumagipsip sa loob nito sa huling bahagi ng 1980 hanggang maagang bahagi ng 1990. Sa tanglaw ng Ikalawang Dakilang Kilusang Pagwawasto, muli nitong pinagtibay at tinanganan ang kawastuhan ng proletaryong pamumuno sa bagong demokratikong rebolusyon at hanggang ngayon ay matapat na itinataguyod ang prinsipyong ito. Ibayo pang sumusulong ang pambansa demokratikong pakikibaka ng mamamayan.**

### Pahulaan

*Awit na nilikha ng ARMAS-TK noong Ikalawang Dakilang Kilusang Pagwawasto*

Ang hindi lumingon sa pinanggalingan
Ay hindi makararating sa paroroonan
Ito'y isang kasabihan o isang paalala
Ng mga matatanda sa una

Naniniwala ba kayo sa kasabihang ito?
Sasali ba kayo sa aming pagkukwento?
Gagawin namin itong isang pahulaan
Ang makahula'y papalakpakan

Kami'y mayrong nakilala nag-aastang Leninista
Kung saan-saan pumupulot ng teorya
Gangster ng Kalookan, hari ng Kamaynilaan
At pasimuno ng holdapan
Nanunog ng bus, nang-ambus nang nang-ambus
At nagpabugso na hindi bumugso

Hulaan kung sino?
Alam namin yan! Si Popoy

*Koro:*
Ayayayayay nabisto
Ayayayayay nabuko
Sila-sila na lang pala ang nagplano
Ayayayayay nabisto
Ayayayayay nabuko
Si Ramos na pala ang amo

Kami'y may nakilala rin teorista raw siya
Kakutsaba pala ni Joel Rocamora
Binago ang AB, binago ang PNP
Habang nagpapanggap na kagawad ng KT
Utak ng mga kawkus ng mga insurektos
Sektarista at paksyunalista

Hulaan kung sino?
Si Pako yan!

*Ulitin ang Koro*

Kumander-in-tsip daw nitong BHB
At tumatayong pinuno ng GC
Insureksyon kanyang inilusyon
Regularisasyon ang layon
Pwersa'y ginasgas sa Partido'y dumugas
Tatlumpung milyon itinakas

Kilala namin yan!
Si Kintanar!

*Ulitin ang Koro*

Kilala nyo ba ang naging pinuno ng VISCOM
Na sugapa at matakaw mag-inom
Maamong tupa sa harap ng pulong
Maghuhudas lang pala sa Plenum
Kaya naman pala sa Ermita naglilimayon
At nagtakas din ito ng milyun-milyon

Kilala nyo yon?
Si Tabara!

*Ulitin ang Koro, 3x*